ANG Bayan

PAHAYAGAN NG PARTIDO KOMUNISTA NG PILIPINAS
PINAPATNUBAYAN NG
MARXISMO-LENINISMO-KAISIPANG MAO TSETUNG



Tanging Pabalita — Nobyembre 4, 1971

# PAHAYAG NG PARTIDO KOMUNISTA NG PILIPINAS TUNGKOL SA BANTOG NA KRIMINAL NA SI BENJAMIN BIE, JR.

Ang mga pahayag laban sa Partido Komunista ng Pilipinas, Bagong Hukbong Bayan at iba pa na ginawa ng kilalang kriminal na si Benjamin Bie, Jr. na nagtataguri sa sariling "Komander Melody" ay mga kasinungalingang sama-samang nilikha ng pangkating E.U.-Marcos at ng taksil na rebisyonistang pangkating Lava.

Si "Komander Melody" ay ibinigay ng mga taksil na rebisyonistang Lava sa pangkating E.U.-Marcos noong Enero 17 alinsunod sa kanilang mga buktot na anti-komunista at anti-demokratikong publikasyon na dagsa-dagsa nilang ipinalabas mula noon. Bago rito, ang bantog na kriminal na ito ay umanib sa taksil na rebisyonistang pangkating Lava sa dahilang nais niyang makatulong sa pag-atake sa Partido Komunista ng Pilipinas, Bagong Hukbong Bayan at iba pa, kabilang ang mga demokratikong organisasyon at personaheng di-komunista.

Nababatid ng Partido Komunista ng Pilipinas at ng Bagong Hukbong Bayan na sapul noong unang linggo ng Pebrero 1970 ay gumawa ng mala-diyablong tuwirang pakikipagkasundo ang taksil na rebisyonistang pangkating Lava sa pasimuno ng pangkating E.U.-Marcos upang lumikha at maglunsad ng linyang "anti-Maoista" laban sa lahat ng makabayan at progresibong puwersang lumalaban para sa pambansang demokrasya laban sa imperyalismong Amerikano, piyudalismo at burukratang kapitalismo. Sa kasalukuyang reaksiyonaryong halalan, ang pangkating E.U.-Marcos sa unahan at ang mga taksil na rebisyonistang Lava sa likuran ay hibang na nang-aabuso sa katalinuhan ng mga mamamayan sa pamamagitan ng kanilang linyang "anti-Maoista".

Batay sa mala-diyablong kasunduang ito, binigyan ng pangkating E.U.-Marcos ang mga maton ng mga taksil na rebisyonistang Lava ng matataas na kalibreng armas at bala at pinagkalooban sila ng kalayaang gumawa ng mga pasistang krimen laban sa mga pambansang demokratikong organisasyon at personahe, maging sa mga kamag-anak ng mga ito. Taglay ng Komite Sentral ng Partido Komunista ng Pilipinas ang masaklaw na paglalantad sa sama-samang krimen ng pangkating E.U.-Marcos at rebisyonistang pangkating Lava.

Alinsunod sa mapagkakatiwalaang balita sa loob ng taksil na rebisyonistang pangkating Lava, ang pag-atake sa pamamagitan ng granada at masaker laban sa Partido Liberal at mga mamamayan sa Plaza Miranda noong Agosto 21, 1971 ay ginawa ng mga piling tauhan nina Marcos at Lava alinsunod sa hangal na kalkulasyon na parurusahan ang mga inaakalang kaibigan ng Partido Komunista ng Pilipinas at Bagong Hukbong Bayan, at kaalinsabay nito'y sisisihin ang Partido at ang hukbong bayan ni Marcos mismo na kagyat namang maghahasik ng lagim. Isa sa mga matong Marcos-Lava na lumahok sa masaker sa Plaza Miranda ay si "Komander Melody" mismo na ngayo'y ipinangangalandakan upang umawit ng kantang sama-samang nilikha ng pangkating E.U.-Marcos at taksil na rebisyonistang pangkating Lava.

(sa likod)

Taliwas sa kanilang pinagkaisahang inaasahan, ang pangkating E.U.-Marcos at taksil na rebisyonistang pangkating Lava ay lubusang nahiwalay at kinamumuhian ng malawak na masa ng sambayanan dahil sa masaker sa Plaza Miranda at lahat ng nauna at sumunod na pasistang krimen. Ang rebolusyonaryong kilusang pangmasa ay lumalawak at nag-ibayo ng lakas at militansiya, sa halip na manghina at matakot sa harap ng pasistang pagsuspinde sa kasulatan ng habeas corpus at iba pang anti-komunistang salamangka.

Ang unibersal na mga kaisipan ng mga dakilang proletaryong pensador na sina Marx, Engels, Lenin, Stalin at Mao Tsetung ay patuloy at mabilis na nagkakaugat sa kongkretong kalagayan ng Pilipinas. Walang anti-komunistang pambabaluktot at maling testimonyo ang makahahadlang sa nagngangalit na rebolusyonaryong kilusang pangmasa.

PIO LABRADOR, Pangkalahatang Kalihim
KOMITE SENTRAL
PARTIDO KOMUNISTA NG PILIPINAS